WIKIPEDIA

# Wikang Heorhiyano

Mula sa Wikipediang Tagalog, ang malayang ensiklopedya

Ang **Wikang Heorhiyano** (ქართული ენა, *kartuli ena*) ay ang katutubong wika ng mga Heorhiyano at ang wikang opisyal ng Heorhiya, isang bansa sa Kawkaso na nasa Gitnang Silangan.

Ginagamit ito ng 3.9 milyong katao sa Heorhiya mismo, at ng 500,000 tao sa labas ng bansa (na nasa Turkiya, Iran, Rusya, Estados Unidos, at sa mga bansa sa Europa). Isa itong wikang pampanitikan para sa lahat ng pangkat etniko sa Heyorhiya, kabilang na ang mga tagapagsalita ng mga Wikang Timog Kawkasiyano o Kartbeliyan, gaya ng mga wikang Svan, Mingreliyano, at Laz. Itinuturing na hiwalay sa Wikang Ebreo ang mga wikang Hudyo-Heorhiyano na ginagamit ng 20,000 katao sa Heyorhiya at 60,000 sa Israel.

ლ **Ang artikulong ito ay mayroong Tekstong Heorhiyano.** Kung walang maayos na nagbibigay-tukod, maaari kang makatagpo ng mga tandang pananong, kahon, o iba pang simbolo sa halip na Heorhiyanong mga titik.

| Heorhiyano | |
|---|---|
| ქართული *Kartuli* | |
| **Sinasalitang katutubo sa** | Heyorhiya, Rusya, Estados Unidos, Israel, Ukranya, Turkiya, Iran, Aserbayan. |
| **Mga katutubong tagapagsalita** | 4 na milyon[1] (*nawawalang petsa*) |
| **Pamilyang wika** | Timog Kawkasiyano o Kartbeliyano<br>▪ **Heorhiyano** |
| **Sistema ng pagsulat** | Alpabetong Heorhiyano |
| **Opisyal na katayuan** | |
| **Opisyal na wika sa** | Heorhiya |
| **Mga kodigong pangwika** | |
| **ISO 639-1** | ka |
| **ISO 639-2** | geo (B)<br>kat (T) |
| **ISO 639-3** | kat |

## Mga nilalaman



## Uri

Sa lahat ng Wikang Timog Kawkasiyano, gaya ng mga wikang Svan at Magrelyano ng Hilagang-Kanlurang Heorhiya, at Laz ng baybayin ng Turkiya sa tabi ng Dagat Itim, mula Melyat, Rize hanggang sa hangganan ng Heorhiya.

Ilan sa mga dayalekto ng Wikang Heorhiyano ay ang Imeretiyano, Racha-Lechkhumiyano, Guriyano, Adjarano, Imerkheviyano (sa Turkiya), Kartliyano, Kakhetyano, Ingilo (sa Aserbayan), Tush, Khevsur, Mokheviyano, Pshaviyano, Fereydan (sa mga bayan ng Fereydunshahr at Fereydan sa Iran), Mtiuletiyano, at Meskhetiyano.

# Kasaysayan

Pinaniniwalaang humiwalay ang Wikang Heorhiyano mula sa mga wikang Svan at Mingreliyano-Laz noong unang milenyo (1,000) bago kay Hesukristo (BHK) ayon sa mga manwiwikang sina Georgi Klimov, T. Gamkrelidze, G. Machavariani. Naniniwala sila na Ang Wiakng Svan ang unang humiwalay noong ikalawang milenyo (2,000) BHK mula sa tatlong wika. Ang mga wikang Megrelian at Laz nama'y humiwalay mula sa Heyorhiyano matapos ang isang libong taon.

Ang kauna-unahang pagpapatunay sa pananalitang Heorhiyano ay mula sa *grammarian* ng Sinaunang Romanong Marcus Cornelius Fronto noong ikalawang siglo AD: inimahe ni Fronto ang mga Iberianong Kawkasiyano kinakausap ang imperador na si Marcus Aurelius gamit a di-maintindihan nilang wika.[2]

Ang ebolusyon ng Heorhiyano sa pagiging isang isinusulat na wika ay bunga ng ng pagtanggap ng mga maharlikang Heyorhiyano sa paniniwalang Kristiyanismo noong ika-4 na siglo. Ang panibagong wikang literal ay binuo mula sa inprastraturang kultural na ganap ang pagkabuo, mula sa panitikan ng Wikang Aramaic at sa panibagong relihiyon.[3] Ang pinakapurong panunulat mula sa wika ay galing pa sa ika-5 siglo. Mayaman ang panitikan ng wika, gaya ng patunay sa pinakamatanda nilang kasulatan, ang "Kadakilaan ng Banal na Reynang si Shushanik" ("*Tsamebay tsmindisa Shushanikisi, dedoplisa*") ni Iakob Tsurtaveli, mula ika-5 siglo AD. Ang pambansang alamat na "An Kawal sa loob ng Balat ng Panter" ("*Vepkhistqaosani*"), ni Shota Rustaveli, ay mula pa sa ika-12 siglo.

Maaaring ihiwalay ang kasaysayan ng wika sa mga sumusunod:

- Sinaunang Matandang Heorhiyano: mula ika-5 hanggang ika-8 siglo
- Klasikong Matandang Heorhiyano: mula ika-9 hanggang ika-11 siglo
- Gitnang Heorhiyano: mula ika-12 hanggang ika-18 siglo
- Modernong Heorhiyaano: mula ika-18 siglo hanggang kasalukuyan[3]

# Mga tunog

## Mga katinig

Ang mga simbolo sa kaliwa ay mula sa IPA habang ang doon naman sa kanan ay mula sa Alpabetong Heorhiyano.

Mga katinig na Heorhiyano[4]

| | | Labial | Dental/ Alveolar | Post- alveolar | Velar | Uvular | Glottal |
|---|---|---|---|---|---|---|---|
| **Nasal** | | m მ | n ნ | | | | |
| **Plosive** | ***aspirated*** | pʰ ფ | tʰ თ | | kʰ ქ | | |
| | **binoses** | b ბ | d დ | | ɡ გ | | |
| | **ehektibo** | pʼ პ | tʼ ტ | | kʼ კ | qʼ ყ | |
| **Affricate** | **plain** | | ts ც | tʃ ჩ | | | |
| | **binoses** | | dz ძ | dʒ ჯ | | | |
| | **ehektibo** | | tsʼ წ | tʃʼ ჭ | | | |
| **Fricative** | **walang boses** | | s ს | ʃ შ | x[1] ხ | | h ჰ |
| | **binoses** | v ვ | z ზ | ʒ ჟ | ɣ[1] ღ | | |
| **Rhotic** | | | r რ | | | | |
| **Lateral** | | | l ლ | | | | |

1. Iba-iba ang mga opinyon tungkol sa pagsasauri ng /x/ t /ɣ/; Ayon kay Aronson (1990), sila ay mga post-velar, ayon naman kay Hewitt (1995), sila ay napapabilang sa velar hanggang uvular depende sa konteksto.

## Mga katinig

Mga katinig[5]

| | Harapan | Likuran |
|---|---|---|
| **Nakasara** | i ი | u უ |
| **Nasa gitna** | ɛ ე | ɔ ო |
| **Nakabukas** | a~ɑ ა[6] | |

## Ponotaktika

Mga kaurian ng Ponotaktikong Heorhiyano.

- Mayroon ang wika ng mga kakaibang pagsasama ng mga katinig gaya ng გვფრცქვნი *gvprckvni* ("Hiniwa mo kami") at მწვრთნელი *mc'vrtneli* ("taga-turo").

# Panunulat

# Mga halimbawa

## Paggawa ng mga salita

- Mula sa ugat na salitang -*ts'er*- ("sulat"), ang mga salitang ***ts'er**ili* ("liham/sulat") at *m**ts'er**ali* ("manunulat").
- Mula sa ugat na salitang -*tsa*- ("bigay"), ang salitang *gada**ts**ema* ("pagpapahayag").
- Mula sa ugat na salitang -*tsda*- ("subok"), ang salitang *gamo**tsd**a* ("pagsusulit).
- Mula sa ugat na salitang -*gav*- ("kagaya"), ang mga salitang *ms**gav**si* ("pareho") at *ms**gav**seba* ("pagkakapareha").
- Mula sa ugat na salitang -*šen*- ("gawa"), ang salitang ***šen**oba* ("gusali").
- Mula sa ugat na salitang -*tskh*- ("bake"), the word *nam**tskh**vari* ("cake") is derived.
- Mula sa ugat na salitang -*tsiv*- ("cold"), the word *ma**tsiv**ari* ("refrigerator") is derived.
- Mula sa ugat na salitang -*pr*- ("fly"), the words *tvitm**pr**inavi* ("plane") and *a**pr**ena* ("take-off") are derived.

Maaari ring gumawa ng salitang pandiwa mula sa mga pangngalan:

- Mula sa salitang -*omi*- ("digmaan"), ang pandiwang ***om**ob* ("pakikidigma").
- Mula sa salitang -*sadili*- ("tanghalian"), ang pandiwang ***sadil**ob* ("pagtatanghalian").
- Mula sa salitang -*sauzme* ("almusal/agahan"), ang pandiwang *ts'a**sauzm**eba* ("pag-aalmusal ng kakaunti"); ang pang-abay na *ts'a*- sa Heyorhiyano ay maaaring idagdag ang "*PANDIWA ng kakaunti*."
- Mula sa ugat na salitang -*sakhli*- ("tahanan"), ang pandiwang *gada**sakhl**eba* ("paglipat").

Maaari ring gumawa ng mga pandiwa mula sa mga pang-uri:

- Mula sa pang-uring -*ts'iteli*- ("red"), ang pandiwang *ga**ts'itl**eba* ("pamumula").
- Mula sa pang-uring -*brma* ("blind"), ang pandiwang *da**brma**veba* ("pagkabulag")
- Mula sa pang-uringe -*lamazi*- ("maganda"), ang pandiwang *ga**lamaz**eba* ("pagiging maganda").

## Mga salitang may 2 magkakadikit na katinig:

Karaniwan sa wika na magkaroon ng maraming magkakadikit na katinig sa wika.

Ang mga sumusund ay may 2 magkakadikit na katinig:

- - **წყალი** (tulong·impormasyon), (***ts'q'**ali*), "tubig"
  - **სწორი**, (***sts'**ori*), "tama"
  - **რძე** , (***rdz**e*), "gatas"
  - **თმა**, (***tm**a*), "buhok"
  - **მთა**, (***mt**a*), "bundok"
  - **ცხენი**, (***tskh**eni*), "kabayo"
- Ang mga sumusund ay may 4 magkakadikit na katinig:

    - **თქვ**ენ, (***tkv**en*), "kayo"
    - **მწვ**ანე, (***mts'v**ane*), "luntian/berde"
    - **ცხვ**ირი, (***tskhv**iri*), "ilong"
    - **ტკბ**ილი, (***t'k'b**ili*), "matamis"
    - **მტკ**ივნეული, (***mt'k'** ivneuli*), "masakit"
    - **ჩრდ**ილოეთი, (***črd**iloeti*), "Hilaga"
- Ang mga sumusund ay may 4 magkakadikit na katinig:
    - **მკვლ**ელი, (***mk'vl**eli*), "mamamatay tao"
    - **მკვდ**არი, (***mk'vd**ari*), "patay"
    - **მთვრ**ალი, (***mtvr**ali*), "lasing"
    - **მწკრ**ივი; (***mts'k'r**ivi*), "row"
- Mayroon ding kakaibang mga kaso. Ang mga sumusund ay may 6 magkakadikit na katinig:
    - **მწვრთნ**ელი, (***mts'vrtn**eli*), "taga-turo"
- Ang mga sumusund ay may 8 magkakadikit na katinig:
    - **გვფრცქვნ**ი (***gvprtskvn**i*), "Hiniwa mo kami"
    - **გვბრდღვნ**ი (***gvbrdgvn**i*), "Sinira mo kami"

# Talasanggunian

1. Price (1998:80)
2. Braund, David (1994), *Georgia in Antiquity; a History of Colchis and Transcaucasian Iberia, 550 B.C. – A.D. 562*, p. 216. Oxford University Press, ISBN 0-19-814473-3
3. Tuite, Kevin, "Early Georgian", pp. 145-6, in: Woodard, Roger D. (2008), *The Ancient Languages of Asia Minor*. Cambridge University Press, ISBN 0-521-68496-X
4. Shosted & Shikovani (2006:255)
5. Shosted & Chikovani (2006:261)
6. Aronson (1990) describes this vowel as more fronted than [ɑ]

# Bibliyograpiya


- Aronson, Howard I. (1990). *Georgian: a reading grammar* (second edisyon). Columbus, OH: Slavica.
- Zaza Aleksidze. *Epistoleta Tsigni*, Tbilisi, 1968, 150 pp (in Georgian)
- Korneli Danelia, Zurab Sarjveladze. *Questions of Georgian Paleography*, Tbilisi, 1997, 150 pp (in Georgian, English summary)
- Hewitt, B. G. (1995). *Georgian: a structural reference grammar*. Amsterdam: John Benjamins.
- Pavle Ingorokva. Georgian inscriptions of antique.- Bulletin of ENIMK, vol. X, Tbilisi, 1941, pp. 411–427 (in Georgian)
- Ivane Javakhishvili. *Georgian Paleography*, Tbilisi, 1949, 500 pp (in Georgian)
- Elene Machavariani. *The graphical basis of the Georgian Alphabet*, Tbilisi, 1982, 107 pp (in Georgian, French summary)
- Ramaz Pataridze. *The Georgian Asomtavruli*, Tbilisi, 1980, 600 pp (in Georgian)

- Price, Glanville (1998). *An Encyclopedia of the Languages of Europe*. Blackwell.
- Shosted, Ryan K.; Vakhtang, Chikovani (2006), "Standard Georgian", *Journal of the International Phonetic Association*, **36** (2): 255–264
- "Great discovery" (about the expedition of Academician Levan Chilashvili).- Newspaper *Kviris Palitra*, Tbilisi, April 21-27, 2003 (in Georgian)

# Mga kawing panlabas

- Reference grammar of Georgian by Howard Aronson (SEELRC, Duke University) (http://www.seelrc.org:8080/grammar/pdf/stand_alone_georgian.pdf)
- Online Georgian Grammar by P. J. Hillery (http://www.armazi.com/georgian/)
- Georgian English, English Georgian online dictionary (http://www.translate.ge)
- English-Georgian, German-Georgian and Russian-Georgian dictionaries (http://czudovo.info/list.php?what=1&ln=ka&in=from_en)
- English-Georgian HTML Dictionary (http://www.georgianweb.com/language/dictionary/index.html)
- About Georgia - Language and Alphabet (http://www.aboutgeorgia.net/language/)
- Georgian fonts, compliant with Unicode 4.0, also available for MAC OS 9 or X (http://titus.fkidg1.uni-frankfurt.de/unicode/tituut.asp)
- A keyboard for typing georgian characters for firefox (https://addons.mozilla.org/firefox/addon/10573)
- Summer School of Georgian at Tbilisi State University (http://www.kartvfund.org.ge/page3.html)